# IKA-28 NG PEBRERO, LUNES IV

## Panalangin sa Umaga

### PASIMULA

**Panginoon, buksan mo ang aking mga labi.**
— At pupurihin ka ng aking bibig.

### PAANYAYA SA PANALANGIN

Antipona: **Halina at awitan ng masasayang awit ang Panginoon.**

**Salmo 95**

Tayo ay lumapit sa 'ting Panginoon, Siya ay awitan,
Ating papurihan ang batong kublihan nati't kalakasan.
Tayo ay lumapit sa kanyang harapan na may pasalamat,
Siya ay Purihin ng mga awiting may tuwa at galak.
*(Uulitin ang Antipona)*

Sapagkat ang Diyos ay ang Panginoong napakadakila,
Ang dakilang Haring higit sa sinuman na binabathala.
Nasa kanyang palad ang buong daigdig. pati kalaliman,
Ang lahat ay kanya maging ang mataas nating kabundukan.
Kanya rin ang dagat at pati ang lupa na kanyang nilalang.
*(Uulitin ang Antipona)*

Tayo ay lumapit, sa kanya'y sumamba at magbigay-galang,
Lumuhod sa harap nitong Panginoong sa ati' y lumalang.
Siya ang ating Diyos, tayo ay kalinga niyang mga hirang,
Mga tupa tayong inaalagaan.
*(Uulitin ang Antipona)*

Ang kanyang salita ay ating pakinggan:
"Iyang inyong puso'y huwag patigasin,
Tulad ng ginawa ng inyong mga magulang
Nang nasa Meriba, sa ilang ng Masa.
Ako ay tinukso't doon ay sinubok ng inyong magulang,
Bagamat nakita ang aking ginawang sila' ng nakinabang.
*(Uulitin ang Antipona)*

Apatnapung taon, sa inyong ninuno ako ay nagdamdam,
Ang aking sinabi, "Sila ay suwail, walang pakundangan
At ang mga utos ko ay sinuway!"
Dahil sa galit ko, ako ay sumumpang di sila daratal,
Sa lupang pangakong aking inilaan."
*(Uulitin ang Antipona)*

Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo;
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan.
Amen.
*(Uulitin ang Antipona)*

## AWIT

Kapangyarihan ng D'yos ay aking inaawit,
Na lumikha ng bundok, ng dagat at ng langit,
Sa karunungan niya, plano ay nakakamit
Na araw, tala't buwan, may liwanag na hatid.

Akin ding aawitan, ang kabutihan ng D'yos
Na lumikha sa lahat may pagkaing kaloob,
Kahanga-hangang tunay, ang iyong idinulot,
Kahit saan lumingon, mata ko'y nalulugod.

Maging sa halamanan, dangal mo'y nakikita,
Pati ang mga ulap ay walang sumasalya,
Buhay mandin ay hiram, nasa 'yong pag-alala,
Kahit saan magpunta, tiyak na naroon ka.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

Antipona 1: **Bawat umaga, Panginoon, binubusog mo kami ng iyong kabutihan.**

### Salmo 90

*(Makapamuhay nawa tayo sa kaliwanagan ng Diyos)*

PANGINOON naming Diyos, ikaw ang aming tahanan,
Simula pa sa simulang lumitaw ang aming angkan;
Wala pa ang mga bundok, hindi mo pa nilalalang,
Hindi mo pa nililikha itong buong daigdigan,
Ikaw noon ay Diyos na, pagkat ikaw'y walang hanggan.

Yaong taong nilikha mo'y bumabalik sa alabok,
Sa lupa ay nagbabalik kapag iyong iniutos.
Ang sanlibong mga taon ay para bang isang araw,
Sa mata mo, PANGINOON, isang kisapmata lamang;
Isang saglit sa magdamag na ito ay dumaraan.

Mga tao'y pumapanaw na para mong winawalis,
Parang damo sa umagang tumubo sa panaginip.
Parang damong tumutubo, na may taglay na bulaklak,
Kung gumabi'y nalalanta't bulaklak ay nalalagas.

Sa tindi ng iyong galit, para kaming nauupos,
Sa simbuyo ng galit mo'y lubos kaming natatakot.
Yaong aming pagsalansang, sa harap mo'y nahahayag,
Lihim naming kasalanan ay kita mo sa liwanag.

Sa kamay mo'y nagwawakas yaong hawak naming buhay,
Parang bulong lamang ito na basta lang dumaraan.
Buhay nami'y umaabot ng pitumpung taong singkad,
Minsan nama'y umaabot ng walumpu, kung malakas;

Yaong buong buhay nami'y sakbibi ng dusa't hirap,
Pumapanaw pagkatapos, dito sa sangmaliwanag.
Ang lakas ng iyong galit sino kaya ang tatarok?
Sino kaya ang susukat niyong ibubungang takot?

Yamang itong buhay nami'y maikli lang na panahon,
Itanim sa isip namin upang kami ay dumunong.
Hanggang kailan pa ba, PANGINOON, titiisin yaring lagay
Nitong iyong mga lingkod, sa gitna ng kahirapan?

Kung umaga'y ipadama yaong wagas mong pag-ibig,
At sa buong buhay nami'y may galak ang aming awit.
Yaong naging hirap nami'y tumbasan mo ng ginhawa,
Singhaba rin ng panahon ang ipalit na ligaya.

Ipakita sa lingkod mo ang dakila mong gawain,
At sa sunod naming lahi, ipadama ay gayon din.
PANGINOON naming Diyos, kami sana'y pagpalain,
Magtagumpay sana kami sa anumang aming gawin!

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 1: **Bawat umaga, Panginoon, binubusog mo kami ng iyong kabutihan.**

Antipona 2: **Ang buong daigdig nawa sa Diyos ay magpuri!**

**Awit: Isaias 42:10-16**

*(Matagumpay na Diyos at Tagapagligtas)*

Isang bagong awit
Na ukol sa PANGINOON ay inyong awitin,
Ang buong daigdig sa kanya ay magpuri.

Yaong mga tao
Na nangaglalayag ay purihin siya,
Purihin siya ng lahat ng nilalang sa karagatan
At ang mga bansa
Sa baybaying dagat, magpuri sa kanya.

Kayo ay magdiwang,
Kayong nasa ilang, lahat ninyong bayan,
Mga taga-Kedar, kayo ay magdiwang;

Kayong taga-Sela,
Kayo'y magalak sa pag-aawitan,
Kayo ay umakyat
Sa tuktok ng bundok at kayo'y sumigaw.
Kayong nasa baybaying dagat,
Purihin ang PANGINOON at parangalan.

Siya ay lalabas,
Parang mandirigma na handang makikibaka,
Siya ay sisigaw
Bilang hudyat ng pagsalakay;
Ang kapangyarihan niya'y
Ipakikita sa mga kaaway.

Sinabi ng Diyos: "Mahabang panahong
Ako'y nanahimik,
Ngayo'y dumarating na ang oras para ako kumilos.
Ako ay sisigaw,
Parang manganganak
Na napapasigaw sa tindi ng kirot.

Ang mga bundok
At burol ay aking gigibain,
Malalanta ang mga damo at dahong-kahoy;
Ang mga ilog ay matutuyo at magiging ilang,
At ang mga lawa ay matutuyo rin.

Aakayin ko ang mga bulag,
Sa mga lansangang hindi pa nila natatahak;
Yaong kadiliman
Sa harapan nila'y gagawing liwanag,
At papatagin ko ang baku-bakong landas;
Ang lahat ng ito'y aking gagawin."

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 2: **Ang buong daigdig nawa sa Diyos ay magpuri!**

Antipona 3: **Kayong mga nakatayo sa bahay ng Diyos, purihin ang ngalan ng Panginoon.**

**Salmo 135:1-12**
*(Purihin ang Diyos dahil sa mga dakilang bagay niyang kaloob)*

Ngalan niya ay purihin noong kanyang mga lingkod,
Ng lahat ng lingkod niyang sa templo ay pumapasok,
Upang doon manambahan sa banal na bahay ng Diyos.

Ang PANGINOON ay papurihan pagkat siya ay mabuti,
Ang taglay n'yang kabaitan ay marapat sa papuri.
Siya rin nga ang humirang kay Jacob na kanyang lingkod,
Ang Israel nama'y bansang hinirang n'ya at kinupkop.

Aking batid na ang PANGINOON ay ang Diyos na dakila,
Higit siya sa alinmang diyus-diyusang naglipana;
Ang anumang hangad niya sa langit man o sa lupa,
At kahit sa karagatan, kung anumang kanyang nasa,
Ginaganap niya ito, sa sariling pagkukusa.

Nilikha n'ya yaong ulap na laganap sa daigdig,
Maging bagyong malalakas na may kidlat na mabilis;
Sa kanya rin nagmumula yaong hanging umiihip.

Pinuksa n'ya sa Egipto yaong anak na panganay,
Maging tao't maging hayop ang panganay ay namatay.
Nagpamalas siya roon ng gawang kahanga-hanga,
Upang kanyang pagdusahin si Farao't kanyang bansa.

Marami rin naman siyang winasak na mga bansa,
At maraming mga haring pawang bantog ang pinuksa.
Yaong haring Amorreo na si Sehon ang pangalan,
At ang haring ang ngala'y Og, isang haring taga-Basan,
At iba pang mga hari na pinuksa sa Canaan.
Ang lupain nila roon ay kinuha at sinamsam,
Ibinigay sa Israel, ang bayang kanyang hirang.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 3: **Kayong mga nakatayo sa bahay ng Diyos, purihin ang ngalan ng Panginoon.**

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS

*(Judith 8:25-27)*

Dapat tayong magpasalamat sa PANGINOONG ating Diyos; sinusubok lamang niya tayo, gaya ng ginawa sa ating mga ninuno. Alalahanin ninyo ang pagsubok na ginawa kay Abraham at kay Isaac, at ang nangyari kay Jacob noong siya'y nasa Mesopotamia at naglilingkod bilang pastol ng kawan ni Laban na kanyang amain. Hindi tayo ipinaiilalim ng Diyos sa mahigpit na kahirapan para subukin ang katapatan tulad ng nangyari sa ating mga ninunong iyon. At hindi rin siya naghihiganti sa atin, manapa'y dinidisiplina niya tayo para ituwid.

## TUGUNAN

**Umawit ng papuri, mga hinirang ng Diyos,**
**at ialay ang nararapat na papuri sa kanya.**
— Umawit ng papuri, mga hinirang ng Diyos,
at ialay ang nararapat na papuri sa kanya.

**Awitan ang Panginoon ng isang bagong kanta,**
— at ialay ang nararapat na papuri sa kanya.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Umawit ng papuri, mga hinirang ng Diyos,
at ialay ang nararapat na papuri sa kanya.

## PAPURING AWIT NI ZACARIAS

Antipona: **Purihin ang Panginoon sapagkat nilingap niya't pinalaya ang kanyang bayan.**

Purihin ang Panginoong Diyos ng Israel!
Sapagka't nilingap niya at pinalaya ang kanyang bayan.

At nagpadala siya sa atin ng isang makapangyarihang Tagapagligtas,
Mula sa lipi ni David na kanyang lingkod.

Ipinangako niya sa pamamagitan ng kanyang banal na propeta noong una,
Na ililigtas niya tayo sa ating mga kaaway,
At sa kamay ng lahat ng napopoot sa atin.

Ipinangako rin niya na kahahabagan ang ating mga magulang,
At aalalahanin ang kanyang banal na tipan.

Iyan ang sumpang binitiwan niya sa ating amang si Abraham,
Na ililigtas tayo sa ating mga kaaway,
Upang walang takot na makasamba sa kanya,
At maging banal at matuwid sa kanyang paningin, habang tayo'y nabubuhay.

Ikaw naman, anak, ay tatawaging propeta ng Kataas-taasan;
Sapagka't mauuna ka sa Panginoon upang ihanda ang kanyang mga daraanan,
At ituro sa kanyang bayanang landas ng kaligtasan,
Ang kapatawaran ng kanilang mga kasalanan.

Sapagka't lubhang mahabagin ang ating Diyos;
Magbubukang-liwayway sa atin ang araw ng kaligtasan.
Upang magbigay-liwanag sa mga nasa kadiliman at nasa ilalim ng kamatayan,
At patnubayan tayo tungo sa daan ng kapayapaan.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Dahil nakikinig si Kristo at inililigtas ang mga umaasa sa kanya, manalangin tayo:**

*Pinupuri ka namin, Panginoon, at umaasa kami sa iyo.*

Pinasasalamatan ka namin dahil sagana ka sa habag,
— at sa saganang pag-ibig na sa ami'y iyong inilahad.

Kasama ng Ama, patuloy kang lumilikha sa mundo,
— panibaguhin mo ang lahat ng bagay sa kapangyarihan ng iyong Banal na Espiritu.

Buksan ang aming paningin at ang paningin ng aming kapwa,
— upang makita ngayong araw na ito ang iyong mga gawaing kahanga-hanga.

Tinawag mo kami ngayon sa iyong paglilingkod,
— gawin kaming katuwang ng iyong mga kaloob.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama,**
**ibinigay mo sa amin ang lupa upang bungkalin**
**at ang araw upang tumulong**
**sa pangangailangan namin.**
**Tulungan kaming gamitin ang maghapong ito**
**para sa ikadarakila mo**
**at sa kabutihan ng aming kapwa-tao.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diakono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
— At sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos**
**Ama, Anak at Espiritu Santo.**
— Amen.

*(Kung walang pari o diakono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon,**
**iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
— Amen.

**Panalangin sa Takipsilim**

## PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
— O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

## AWIT

Ngayon ay naglaho na, liwanag ng umaga,
Pumapasok ang dilim, gabi ay narito na,
Sa paglubog ng araw, pag-asa'y nakikita
Na may bukang-liwayway, at may dulot na saya.

Ang araw na sisikat, sa pagdating ng bukas,
Tulad ng Poong Hesus, busilak ang liwanag,
Sa gabi ng pagpanaw, ang kalangitang hanap,
Nawa'y mapasaatin, buhay na walang wakas.

Kagaya noong una, patuloy ang paglikha,
Lahat ay binabago, kay Kristo'y pinagpala,
Kadilima'y lilipas, makikita ng madla,
Isang D'yos-Ama't Anak, Espiritung Dakila.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

Antipona 1: **Pasalamatan ang Panginoon pagkat ang kanyang pag-ibig ay pangwalang hanggan.**

## Salmo 136

*(Awit ng Pagkabuhay)*

### I

O pasalamatan ang Diyos na PANGINOON pagkat s'ya'y mabuti,
Ang kanyang pag-ibig ay pangwalang-hanggan at mananatili.
Pinakadakilang Diyos ng mga diyos ay pasalamatan,
Ang pag- ibig niya ay mananatili at pangwalanghanggan.
Makapangyarihang higit kaninuman itong PANGINOON,
Ang kanyang pag-ibig ay mamamalaging panghabang-panahon.

Dakilang himala at kababalaghan,
Tanging siya lamang ang makagagawa,
Pagkat ang pag-ibig niya'y walang hanggan.
Sa kanyang talino ay kanyang ginawa yaong mga langit,
Pagkat walang hanggan at hindi kukupas ang kanyang pag-ibig.
Nilikha ang lupa at pati ang tubig nitong kalaliman,
Ang pag-ibig niya ay mananatili at pangwalanghanggan.

Siya ang lumikha, siya ang gumawa, ng araw at buwan,
Ang pag-ibig niya ay di kumukupas at pangwalanghanggan.
Nilikha ang araw upang s'yang tumanglaw sa buong maghapon,
Ang kanyang pag-ibig ay mananatiling panghabangpanahon.
Ang buwa't bituin ay kanyang nilikhang pananglaw kung gabi,
Ang kanyang pag-ibig ay pangwalang-hanggan at mananatili.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 1: **Pasalamatan ang Panginoon pagkat ang kanyang pag-ibig ay pangwalang hanggan.**

Antipona 2: **Dakila at kahanga-hanga ang iyong mga gawa, Panginoong Diyos na Makapangyarihan.**

I

Ang mga panganay ng mga Egipcio ay kanyang pinatay,
Ang kanyang pag-ibig ay di kumukupas at pangwalang-hanggan.
Ang nasa Egiptong mga Israelita, siya ang naglabas,
Ang kanyang pag-ibig ay mananatili at hindi kukupas.
Ang ginamit niya'y mga kamay niyang makapangyarihan,
Ginawa n'ya ito pagkat ang pag-ibig niya'y walang hanggan.

Ang Dagat ng Tambo ay kanyang hinati, at natuyong tunay,
Ang kanyang pag-ibig ay hindi kukupas at pangwalang-hanggan.
Ang pinili niyang bayan ng Israel ay doon dumaan,
Ang pag-ibig niya ay hindi kukupas at pangwalang-hanggan.
Ang hari't Faraon at ang hukbo nito ay kanyang nilunod,
Ang pag-ibig niya ay pangwalang-hanggan, hindi matatapos.

Nang mailabas na'y siya ang kasama habang nasa ilang,
Ang kanyang pag-ibig ay mananatili at pangwalang-hanggan.
Pinagpapatay n'ya yaong mga haring may kapangyarihan,
Ang pag-ibig niya ay mananatili at pangwalanghanggan.
Maging mga haring bantog noong una ay kanyang pinatay,
Ang kanyang pag-ibig ay hindi kukupas at pangwalang-hanggan.

Siya ang pumatay sa haring Amorreo, ang haring si Sehon,
Ang kanyang pag-ibig ay mananatili sa habang panahon.
S'ya rin ang pumatay sa bantog na si Og, ang hari ng Basan,
Ang kanyang pag-ibig ay hindi kukupas at pangwalang-hanggan.

Ang lupain nila'y ipinamahagi sa kanyang hinirang,
Ang pag-ibig ng Diyos ay mananatili at pangwalang-hanggan.
Ipinamahagi niya sa Israel, kanyang mga lingkod,
Hindi kumukupas at mananatili ang pag-ibig ng Diyos.
Nang tayo'y malupig ng mga kaaway, di niya nilimot,
Ang kanyang pag-ibig ay mananatili at di matatapos.

Nang tayo'y masakop ng mga kaaway, pinalaya tayo,
Ang kanyang pag-ibig ay mananatili, hindi magbabago.
Lahat ng pagkain ng tao at hayop, siya'ng nagbibigay,
Ang kanyang pag-ibig ay hindi kukupas at pangwalang-hanggan.
Ang Diyos nitong langit ay dapat purihin at pasalamatan,
Ang pag-ibig niya'y hindi magbabago at pangwalang-hanggan!

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 2: **Dakila at kahanga-hanga ang iyong mga gawa, Panginoong Diyos na Makapangyarihan.**

Antipona 3: **Ipinanukala ng Diyos na sa takdang panahon ay pag-isahin kay Kristo ang lahat ng bagay.**

**Awit: Efeso 1:3-10**
*(Ang Diyos ang Tagapagligtas)*

Magpasalamat tayo sa Diyos at Ama
Ng ating PANGINOONG Hesukristo!
Pinagkalooban niya tayo
Ng lahat ng pagpapalang espirituwal
Dahil sa ating pakikipag-isa kay Kristo.

At sa atin ngang pakikipag-isang ito,
Hinirang na niya tayo bago pa nilikha ang sanlibutan
Upang maging banal at walang kapintasan sa harapan niya.

Dahil sa pag-ibig ng Diyos,
Tayo'y kanyang itinalaga upang maging mga anak niya
Sa pamamagitan ni Hesukristo.
Iyan ang kanyang layunin at kalooban.
Purihin natin siya dahil sa kanyang
kahanga-hangang pagkalinga sa atin
Sa pamamagitan ng kanyang minamahal na Anak!

Tinubos tayo ni Kristo
Sa pamamagitan ng kanyang kamatayan
At sa gayo'y pinatawad na ang ating mga kasalanan.
Gayon kadakila ang pag-ibig na ipinadama niya sa atin!

Binigyan niya tayo ng karunungan at kabatiran
Upang lubos nating maunawaan
Ang kanyang lihim na panukala na isasakatuparan
Sa pamamagitan ni Kristo
Pagdating ng takdang panahon.

Ang panukalang ito ay pag-isahin kay Kristo
Ang lahat ng nasa langit at nasa lupa.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 3: **Ipinanukala ng Diyos na sa takdang panahon ay pag-isahin kay Kristo ang lahat ng bagay.**

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(1 Tesalonica 3:12-13)*

Palaguin nawa at pag-alabin ng Panginoon ang inyong pag-ibig sa isa't isa at sa lahat ng tao, tulad ng pag-ibig namin sa inyo. Kung ito ang mangyayari, palalakasin niya ang inyong loob. Sa gayon, kayo'y mananatiling banal at walang kapintasan sa harapan ng ating Diyos at Ama hanggang sa muling pagdating ng ating Panginoon Hesus, kasama ang mga hinirang niya.

## TUGUNAN

**Dinggin ang aming dalangin, Panginoon, na inihahain sa iyo.**
— Dinggin ang aming dalangin, Panginoon, na inihahain sa iyo.

**Tulad ng nasusunog na insenso sa harapan mo,**
— na inihahain sa iyo,

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Dinggin ang aming dalangin, Panginoon, na inihahain sa iyo.

## PAPURING AWIT NI MARIA

Antipona: **Ang puso ko'y magpupuri sa kadakilaan ng Panginoon habang panahon.**

Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon,
At nagagalak ang aking espiritu dahil sa Diyos na aking tagapagligtas.
Sapagka't nilingap niya ang kanyang abang lingkod!

At mula ngayon, ako' y tatawaging mapalad ng lahat ng salinlahi,
Dahil sa mga dakilang bagay na ginawa sa akin ng Makapangyarihan
Banal ang kanyang pangalan!

Kinahahabagan niya ang mga may takot sa kanya,
Sa lahat ng sali't saling lahi.

Ipinakita niya ang lakas ng kanyang mga bisig,
Pinangalat niya ang mga palalo ang isipan.

Ibinagsak niya ang mga hari mula sa kanilang trono,
At itinaas ang mga nasa abang kalagayan.

Binusog niya ng mabubuting bagay ang mga nagugutom,
At pinalayas niyang wala ni anuman ang mayayaman.

Tinulungan niya ang kanyang bayang Istael,
Bilang pagtupad sa pangako niya saating mga magulang,
Kay Abraham at sa kanyang lahi, magpakailanman!

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Hindi pinababayaan ni Hesus ang mga umaasa sa kanya. Kaya't buong kababaang-loob tayong tumawag sa kanya:**

*Panginoon nami't aming Diyos, dinggin mo kami.*

Kristong aming liwanag, tanglawan mo ng iyong liwanag ang iyong Simbahan,
— upang ito'y maging mabisang sakramento sa lahat ng bansa ng iyong pagmamahal.

Tunghayan ang mga pari at mga naglilingkod sa iyong Simbahan,
— upang pagkatapos na sila'y mangaral sa iba, maging tapat sila sa paglilingkod sa iyo.

Sa pamamagitan ng iyong dugo, pinagkalooban mo ng kapayapaan ang sanlibutan,
— alisin ang kasalanan ng tunggalian, ang parusa ng digmaan.

Panginoon, tulungan ang mga mag-asawa upang sumagana sa iyong biyaya,
— tulutang sila'y maging mabisang tanda ng misteryo ng iyong Simbahan.

Sa iyong awa, patawarin ang mga kasalanan ng mga yumao,
— upang makapiling nila ang mga santo.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Panginoong Hesus,**
**makapiling ka nawa sa pagdating ng takipsilim**
**at maging aming kasama sa paglalakbay namin**
**upang mag-alab ang aming puso**
**nang may bagong pag-asa.**
**Tulungan kaming makilala**
**ang iyong pakikipiling sa amin**
**sa pagbabasa namin ng Banal na Kasulatan,**
**at sa aming paghahati-hati ng tinapay,**
**Ikaw na nabubuhay kasama ng Ama**
**at ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diakono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
— At sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos**
**Ama, Anak at Espiritu Santo.**
— Amen.

*(Kung walang pari o diakono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon,**
**iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
— Amen

## Panalangin sa Gabi

PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
— O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
— Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

AWIT

Natapos man ang maghapon, hindi ang magmahal;
Marami man ang hirap, pag-asa'y tumatagal;
Kunin yaring puso na pag-ibig ang may lalang
At sa pagkahimlay ay lagi nawang ingatan.

Laganap man ang dilim, ang ilaw ay narito,
May liwanag sa gabi, lakas ng mga tao.
Mata'y ipipikit ngunit ika'y katabi ko
Na laging tumitingin nang di malayo sa 'yo.

Antipona: **O Panginoong aming Diyos, ang pag-ibig mo sa ami'y walang pagkapagod.**

**Salmo 86**
*(Panalangin ng isang dukhang nasa kagipitan)*

Sa aking dalangin, ako'y iyong dinggin,
Tugunin mo, PANGINOON, ang aking pagdaing;
Ako'y mahina na't wala nang tumingin.
Yamang ako'y tapat, ingatan ang buhay,
Lingkod mo'y iligtas sa kapahamakan
Pagkat may tiwala sa 'yo kailanman.

Ikaw ang aking Diyos, ako'y kahabagan,
Sa buong maghapo'y siyang tinatawagan.
PANGINOON, ang lingkod mo'y dulutan ng galak,
Sapagkat sa iyo ako tumatawag.




Mapagpatawad ka at napakabuti;
Sa dumadalangin at sa nagsisisi,
Ang iyong pag-ibig ay mananatili.
Pakinggan mo, PANGINOON, ang aking dalangin,
Tulungan mo ako, ako'y iyong dinggin.

Dumaraing ako kung mayro'ng bagabag,
Iyong tinutugon ang aking pagtawag.
Sa sinumang diyos wala kang kawangis,
Sa iyong gawai'y walang makaparis.

Ang lahat ng bansa na iyong nilalang,
Lalapit sa iyo't magbibigay galang;
Sila'y magpupuri sa 'yong kabutihan.
Pagkat ikaw lamang ang Diyos na Dakila
Na anumang gawin ay kahanga-hanga!

Ang kalooban mo'y ituro sa akin,
At iyon ang tapat na aking susundin;
Turuang maglingkod nang buong taimtim.

O PANGINOONG Diyos, sa buo kong buhay,
Pupurihin kita magpakailanman
At ihahayag ko ang kadakilaan.
O pagkadakila! Pag-ibig mong wagas,
Dahil sa pag-ibig, ako'y iniligtas;
Di mo binayaang sa hukay masadlak.

Mayroong mga taong ayaw kang kilanlin,
Taong mararahas, na ang adhikain
Ay labanan ako't ang buhay ay kitlin.

Ngunit ikaw, PANGINOON, tunay na mabait,
Tapat at totoo, wagas ang pag-ibig;
Lubhang mahabagi't banayad magalit.
Ibaling sa akin ang awa mo't habag,

Iligtas mo ako at bigyan ng lakas;
Yamang naglilingkod sa iyo nang tapat.
Pagtulong sa aki'y iyong patunayan;
Upang mapahiya ang aking kaaway,
Kung makita nila yaong katibayan
Na ako'y inaliw mo at tinulungan!

*(Papuri sa Ama at...)*

Antipona: **O Panginoong aming Diyos, ang pag-ibig mo sa ami'y walang pagkapagod.**

## PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(1 Tesalonica 5:9-10)*

Tinawag tayo ng Diyos hindi upang parusahan, kundi upang iligtas sa pamamagitan ng ating PANGINOONG Hesukristo. Namatay siya para sa atin upang tayo'y mabuhay na kasama niya, buhay man tayo o patay sa kanyang muling pagparito.

## TUGUNAN

**Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Tinubos mo kami, Panginoong Diyos ng katotohanan,**
— inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo,**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

## PAPURING AWIT NG EBANGHELYO

Antipona: **Habang kami'y gising, Panginoon, kami ay ingatan; bantayan kami habang kami'y nahihimlay; upang sa paggising, manatili kaming kasama ni Kristong nagbabantay, at sa pagtulog, makapahinga kami sa kanyang kapayapaan (aleluya).**

Kunin mo na, Panginoon ang iyong abang alipin,
Ayon sa iyong ipinangako:

Yamang nakita na ng aking mga mata ang iyong pagliligtas,
Na inihanda mo para sa lahat ng bansa:

Liwanag itong tatanglaw sa mga Hentil,
At magbibigay karangalan sa iyong bayang Israel.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGWAKAS NA PANALANGIN

**Panginoon,**
**bigyan ng panatag na pagkahimlay**
**ang aming mga katawan**
**at ang mga ginawa namin ngayon**
**ay magbunga nawa ng walang hanggang buhay.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan**
**ni Kristong aming Panginoon.**
**Amen.**

## PAGHAYO

**Gawaran nawa tayo ng Makapangyarihang Diyos**
**ng gabing panatag at mapayapang pagkahimlay.**
— Amen.

## AWIT O PANALANGIN NG PAPURI KAY MARIA

Aba Ginoong Maria, napupuno ka ng grasya.
Ang Panginoong Diyos ay sumasaiyo.
Bukod kang pinagpala sa babaeng lahat
At pinagpala naman ang iyong Anak na si Hesus.

Santa Maria, Ina ng Diyos,
Ipanalangin mo kaming makasalanan
Ngayon at kung kami'y mamamatay. Amen.